# NOVENA

NANG

# MAHAL NA CRUZ,

na sinasamba sa bayan ng Bauang

**HUCUMAN NANG BATANĞAN**

NA QUINATHA,T, IPINALIMBAG
NG ISANĞ P. SA ORDEN NI S. AGUSTIN
NA AMA NATIN.

Sa pahintulot nang mga pinuno.

**MAYNILA,**

IMRENTA ni J. MARTINEZ.

*Itinatag noóng iká 1 nĝ Hulyo nĝ 1902*

*253 Cabildo Intramuros Tel.* 2-82-83

# TADHANA

Ang kinakitaan sa mahal na Santa Cruz sa Bauáng, ay doon sa isang Nayon nitó n̄gang bayan nang Bauáng, na tinatauag na Alitagtag, nang ang Bauáng ay Nayon pa o visita nang bayan ng̃ Taal, Si Padre Fr. Gaspar de San Agustin sa caniyang historia ng̃ *Conquista dito sa Filipinas* ang sabi, na ang mahal na Santa Cruz na itó, ay totoong malaon nang casulatang pinatotohanan, na ang ibá't ibang nagcura sa Taal ay madalás ibiguing madalá itong mahál na Santa Cruz sa Simbahan nang Taal, ay dî minsan man nangyari, datapua't ualang caliuagang nailipat sa Simbahan nang Bauáng, na n̄gayo'i doon sinasambá ng̃ daquilang pananalangin nang boong tagaroón sa nasabing bayan nang Bauáng, at nang mga tagá ibá't ibang bayan. Sa buan nang Mayo ay iniaahon taón taón sa nasabing Nayon nang Alitagtag

doo'i pinagmimisahan nang isang misa-mayor abuloy ang madlâ, at maraming tao, lalong laló ang manga tagá calapít bayang Taal at San José.

Sa lahat ng̃ masasamang nangyayari at cahirapang tinitiís nang bayan nang Bauáng, na para niyong pamimihag ng̃ manga Moros, lumilipanang macapál na bálang, malaquing cauhauan ng̃ manga pananím etc. Cung agád dumulóg ang manga namamayan nang malaquing pananampalataya at pananalig sa mahal na Santa Cruz ay caracá-racang diringuin ng̃ Pang̃inoong Dios ang canilang caraingan; ang gayo'i pinatototohanan, lalong-laló na nang manga taóng 1756 hangang sa taóng 1780: na ang mg̃a calapít bayan ay nang̃asunog, at madalás linolooban nang manga ualang auang Moros na tagá Mindanaw ay ang bayan nang Bauáng sa malaquing saclolo nang mahál na Santa Cruz, ay nacaligtás sa ganggayong manga casaman. Gayon din naman ang sinomang nanalig nang taós sa pusò sa mahál na Santa Cruz sa canicanilang manga casalatán, ay parapa-rang pinagcacalooban nang canilang cahi-

ngian. Banguitin natin mapaquisama dito sa madlang bagay ang nangyari sa isang babae, na sa cahangisan nang caniyang asaua ay pinipilit sa hating gabing paigbin sa malayong batis nang Dingin; ang nasabing babae, sapagca't lubhang matacutín, ay dumulóg sa mahal na Santa Cruz ng nandoroon pa sa Alitagtag, humihinging catapangang macaganáp sa iniuutos, ay sa cabilang paripá ng Santa Cruz bumucál ang tubig na napunô ang dalang bangâ, dî na tinutulang paroon ng pag-iguíb sa malayong batis ng Dingin. ganti't bayad sa kaniyang matibay na pananampalataya, at pananalig sa mahál na Santa Cruz; nasa paraan din namang itó nagmulâ o magbuhat ang masidhing capanampalatayanan ng sang Bauangán at nang tagá ibá't ibá pang mga bayang nacaalám alinsunod sa manga casulatan o historia nang manga nabanguit nang taón sa itaas, cayâ ngat buhat noo'i minatibay na Panalanginan ang mahál na Santa Cruz nang lahat na tagá Bauáng na quinapapanatilihan ngayón.



# Pagsisisi sa Kasalanan

Panğinoong caibig ibig at Dios na sacdál ang cagalingan, íisá sa pagca Dios, at tatló sa pagca personas, sa haráp mo'i acó'i naninicluhód, at quiniquilala co ang madlâ cong casalanan, at naghihintáy nğ auà mo tiguíb nğ cadalamhatian at pagsisisi na ang camukha'i ovehang ligaw na ninanasà ang balicat nang caniyang Pastor; lalapit na acong lipós nğ pighatî sa dami nang casalanan co datapua't aláng alang sa mahál na Pasión at pagcamatáy ni Jesús, at sa caniyang casantosantosang Cruz umaamò acó sa iyó na pagcalooban nang auà mo; cahima't ang camukha co'i ang hamac na uud sa lupà na dî maalam gumantí sa lahat mong manğa biyayà. Sa pagca ang auà mo'i lalò sa lahat na casama at bucá ang manğa camáy mo nğ pagyacap sa nag-

casala sa iyó cung may pagsisising matibay Lalapit na acó sa iyó, sa pagca icaw ang bucál ng̃ tubig na buháy, at nang aco'i mahugasan. Sa ampón ng̃ mahal mong Cruz, nang̃ang̃anlong acó silayan mo na ng̃ iyong pagsintá, at matutuhan cong uicain, ng̃ boô cong loob, nagcasala acó sa iyó Pang̃inoong co: nagsisisi acong matibay sa dilang casalanan co at lalayoan co na ang lahat cong casamaan nang pag-ibig co sa iyó. Nagtitica acó Pang̃inoong co, na dî na muling magcasala sa tulong ng̃ iyong mahál na gracia, na dinadalang̃ing ipagcaloob mo sa aquin at nang maganap co ang novenang itó sa capurihán at caligayahan nang casanto-santosang Cruz. Amén.

## Panalang̃in sa araw-araw

Macapangyayari sa lahat at dî matingcaláng Pang̃inoong ualang hangan ang galíng at dî malirip ang cariquitan malulugdin sacdal at mauain. Sa harap mo'i nagpatirapa na parang uod na hamac sa lupà, at quiniquilala cong Dios at Pang̃inoon, aco'y gumagalang

nagpupuri at nagpapasalamat sa dî mabilang na manga biyayà at gracia na parang masintahing amá at Dios na maauain na nagcacaloob sa lahát na quinapal; datapua't lalò pang pinasasalamatan co sa iyó ang ualang casingayong biyayà na pagcacaloób mo sa amin ng̃ iyong mahál na anác dito sa mundo na nagpacamatáy sa isang Cruz, nang pagpauì sa casalanan, at pagbubucás sa amin ng̃ pintô sa calualhatian at gayon din pinagcalooban mo ang Cruz na maguing laguing catibayan, at silung̃an namin, na itatalo sa manga caauay ng̃ aming mg̃a caloloua masarap sa caalinan sa lahát naming hirap, at tunay na gamót sa aming mg̃a casalanan. Iquinapupuspos nang catauan, at ipinagpapasalamat cung daquilang yaman at capurihang ipinagcacaloob mo sa casantosantosan mong Cruz. At dahilan doo'i dinadalang̃in co sa iyo, na dinguin mo ang aming pag-amò at paguanasà na pagcalooban ang aming caloloua nang totoong pamimintacasi na icapaglingcod, icapagpuri, at icaligaya dito sa Cruz na cagalanggalang, at nang sa tulong niya't saclolo

at maganap namin ang aming pagcacristiano, at ang lahat na catungculan namin mailagan ang dungis nang casalanan ningasan ang pagsintá sa iyo, at macamtan namin ang gracia, at tulong na bucod na hinihingî namin, liyag at cagalingan sa mahal na Santa Cruz at guinhaua nang aming mga caloloua, Amén

## Panalangin sa unang araw

¡O maliuanag na Cruz sa lahat na bituin! ¡O Cruz na ligaya ng sansinucuban caibig-ibig sa lahát nang tao casantosantosan sa lahat nang bagay! ¡O Cruz na bucód pinanaligan namin! Guinhaua ng nangahihirapan, calouagan ng nangabibihag: cabuhayan nang mga patáy, gracia at casantosantosan nang aming mga caloloua, Gamotin mo ¡Jesús co¡ alangalang sa mahal na Santa Cruz ang mga caloloua namin sa saquít ng casalanan iligtás sa caalipinan at capangyarihan ng demonio. Buhayin sa camatayan ng pagcacasala, at isaulì sa buhay ng gracia. Dito'i naniniclubod camí sa haráp mo, at dinadalangin sa iyó, ng camí maguing

dapat maglingcód at maquinabang, at sa pitin ang mahál mong haráp, at tulóy iniaamò namíng ipagcaloob sa amin ang bucòd na tulong na ninanasà namin sa novenang itó, cung icararangãl nitong mahál na Santa Cruz, at icagagaling nang aming manga caloloua. Amén.

## Dulong panalagin sa araw-araw

Maauain at malulugding Panginoon masintahing Jesús co, na napapacò sa matigás na cahoy nang Cruz ng pag-sintá sa amin, patnugot sa capacum-babaan, sa pagsintá sa aming patnugot sa capacumbabaan, sa pagsintá at pag-ibig sa cahinhinan, at sa lahat na ga-uang cabanalan. Masintahing Jesús co, na sa malaquing catamisan at cahi-nahunan; ay iturò mo sa amin, *na ang ibig guminhaua, at masoc sa aquing ca-harian, at acó, ay sundin* Nárito camí aming mananacop naniniclohód sa ma-hál mong haráp, at tumatalagá nang pagsunód, at gayác nang pag gagad sa iyó; cung icaw ay nagpapacumbabâ ay ca-mí naiibig gumaya sa iyó, cung pinatata-

uad mo ang umusig sa iyo, gayon din pinatatatauad namin ang aming mga caauay; cung tinitiis mo ang caalimurahan at upasalà, gayon din ibig naming gumaya sa iyó, tulungan at pagtibayin mo ang aming mga carupucán; bigyán mo nang sigla ang aming mga caloloua papagningasin ang aming manga pusò, at nang maalinsunod na ualang sauà ang daan nang iyong casantosantosang Cruz, tularan namin ang iyong cabanalan, sundin ang manga cautusán mo, at cami'i macaganáp sa lahat mong calooban, calatan muna ang aming mga pusò nang iyong masaganang auà, at ng buô caming nabubuhay dito ay lumaguì camí sa capayapaan, at sa camatayan ay tamuhi't camtan ang caloualhatian mong ualang hangan. Amén.

**Panalangin sa ikalawang araw**

¡O catacá-tacáng Cruz¡ ¡O masaganang cahoy, na sa iyong manga sangá, ay tinaglay ang bungang caguilá guilalás na itinubós sa sangsinucuban! ¡O Cruz na mahalagá caaliuan ng aming mga hirap

calasag na panlaban sa aming mğa tucsó sangalang sa aming mğa caaua'y, halimbauà ng dilang cabanalan, at lunas sa dilang casaman. Dito sa mahalagang yaman, at dî mabilang na bunga na ibinunga mo. ¡O cahoy na masaganà! bumabatì cami sa iyó at nagpupuri, tuloy dinadalangin sa iyó, na sa ampon nang nabitin sa iyong mğa camáy, na caaliuan namin sa dilang hirap dito sa buhay na abâ, canlong sa guitnâ ng maramí't casindac-sindac na mğa tucsó, at catacot-tacot na mğa silò, sa lahat na daan na itinataan ng demonio, ng mundo at nang catawan nang tao; at nang sa ganitong paraan, ay sapitin namin ang ualang hangang caluallhatian. Tuloy hinihingî namin, na camí pagcalooban nang bucód na tulong, na dito sa novenang ito'i hinihingî namin cung maguiguing lalong capurihan, at laualhati at icagagaling nang aming mğa caloloua siya nauâ. Amén.

**Panalağin sa ikatlong araw**

¡O cahoy nang buhay na natatanim sa

Paraiso ng̃ Santa Iglesia! ¡O ilog na malinao at masaganà sa mg̃a biyaya! ¡O bucál na binabalung̃an ng̃ daquilang yaman ng̃ Dios! ¡O Cruz na pinananaligan nang mang̃a cristiano, patnugot ng̃ mg̃a bulág, caaliuan ng̃ mahihirap, nagmamacaalam, sa mg̃a naglalayag, at lalaıigan ng̃ mg̃a nababagbag Ang mg̃a caloloua naming pinag-uulapan ng̃ dilím lipós ng̃ camalian, salát sa gawang magaling, susuling-suling sa guitnâ nang dagat na maligalig nitong mundó: itinititig sa iyó ang mg̃a matá, inilalagay sa iyó ang boong pag-asa. At naghihintáy dito sa daquilang yaman ng̃ mg̃a biyayà na marampolayan ang abâ naming mg̃a caloloua nang isáng liuanag na macapapauì sa ulap nang casalanan, at quinauiuilihang masamang pita, at ng̃ cami mahatì sa totoong daan nang inyong mg̃a mahal na utos, at masapit namin ang hanganan ng̃ aming paglacad, ang lalaguian bagá nang magagaling na capalaran, ay gayon din tamuhi't camtan ang bucód na biyayà, na aming ninanasà na caliga͘ahan mong lalò, at paquinabang nang aming mg̃a caloloua. Amén.

## Panalangin sa ikapat na araw

¡O Cruz na mahal! ¡O Cruz na macapangyarihan! ¿sinong macagaganáp nang pagpupuri sa iyó? loualhating ualang cahulilip ng̃ aming pagca cristiano; mapaglathalà ng̃ mg̃a lihim ng̃ lang̃it. Icaw ¡O mahál na Cruz! icaw ang quinaroroonan ng̃ boong catouaan ng̃ mg̃a Angeles, icaw ang quinaquiquitaan nang tao ng̃ canilang carapatán, at icaw rin naman ang nagpapaquilala ng̃ capahamacán ng̃ tao. Icaw ¡O mahal na Cruz ang pinagbobontohan nitong bayan nang canilang pamimintacasi, sa pagca icaw lamang ang nacagagamót sa lahat na casalanan. Icaw rin ang tinatacbuhán, at sa iyó naghihintáy ng̃ pagpapalà ng̃ lang̃it, at icaguiguinhaua sa buhay. Sa iyo napaaauà, at ng̃ manyaring mauicà ang cay *San Pablo. Iligtás naua ng̃ Dios sa ibang catouaan*, mabucód na lamang sa Cruz ni Jesucristong Pang̃inoon natin, na aming yaman, aming pag-asa, at bucód pinananaligan, gayon din sa tulong na bucód

sa novenang itó, na hinihintáy namin cung siyang icatotouâ mo, at icagagaling nang aming mga caloloua. Amén.

**Panalag̃in sa ikalimang araw**

¡O mariquit at namumulá-mulang Cruz, na pinamutihan, at hinihiyasán nang mahalagang dugô ni Jesucristong Pang̃inoon natin ¡O Cruz na hulò ng̃ aquing pusò, sa una'i parusang nacarorohagui at caayupan; at gayon naman ay catibayan nang Santa Iglesia pangpauì sa caanituhan, carang̃alan ng̃ mg̃a Hari't Profetas, aral ng̃ mg̃a Apóstoles, catouaan ng̃ mg̃a Mártires, caaliuan ng̃ mg̃a Vírgenes at casayahan ng̃ mg̃a Sacerdotes! Icaw o Cruz na maligaya, at aming catouaàn, pintacasi at yaman namin na nagtatangól nang bayan, sa dilang casaman, naninicluhod camí sa haráp mo, at iniaamò sa iyó na camí pagcalooban nang gràciang hinihing̃î namin sa novenang itó, cung siyang icagagaling nang aming manga caloloua. Amén.

## Panalangin sa ikanim na araw

¡O Cruz! ¡O catacatacang cahoy nang Cruz na natatanim dito sa mundó mapanglao, at nang cung tingalain, ay malunas ang camandág ng casalanan, at ng hindî mamatay! Macailan ¡O Cruz na casanto-santosan, catouaan, at sacdalan ng aquing mga sala! Macailan tinumboc ng masaquit ang aming mga caloloua ng mabisang lason, at camandág na nacagagauâ ng masamang uicà ng pagpaparatang, at panunungayao. ¿Macailan sinugatan nang mahapdî ang aming mga pusò nang baugís na galit, ng sulsol at ng inguit sa capua tao? Dito sa madlang casalanan na nagdadalá sa amin sa capahamacán. ¿Anong dapat naming gawin? ¿Saan camí patutungo? cundî sa iyó; o mahál na Cruz sapagca't icao ang pamiguil ng aming mga dilà, at gamót sa aming mga pusò: ¡O Jesús co! nagpapatirapa, at sa casanto-santosan mong Cruz nag aamo-amo cami, na pagcalooban nang graciang macapipiguil sa dilà namin macaiinóm sa aming mang-

labi, ang pag-ibig, pagca aua, at catamisan sa lahat naming capwa tao, at nang siyang icapaguing dapat naming magcamít nang iyong pagpapalà at gracia na hinihingî namin sa novenang ito, cung icaliligaya mo, at icaguiguinhawa nang aming manga caloloua. Amén.

## Panalağin sa ikapitong araw

¡O Cruz na cagalang galang, catouatoua, na dapat handugan ng dilang capurihan! ¡O himalang catacataca, na ang ibinunga, ay ang catamistamisan caligaligaya, na quinadoroonan nang mana ng langit; sa iyong mahalaga at manga hinóg na bunga nasusumpong ang canin nang nangagugutom, tubig nang nangauuhao, damit nang manga hubád, auà nang mahihirap, tulong ng mga balo gamót nang nangasasalatan ¿sino ang sumilong sa iyong lihim, na dî mo sinucuban ng masalayat malabay mong sangá? Sino ang dumulog sa iyo na nasasalatan na dî mo binigyang caaliuan? O guinhaua at capalaran

namin na sucat ipamarali, an ang lahát na cagalingan at capalaran namin ay dumating sa amin dito sa cahoy na catacatacang Cruz, sa iyo ipinanatili namin araw-araw ang aming mga pusò't colulowa ang lahát na ipinangyayari, at sangcap ng catauan boo caming nabubuhay dî na namin ibig ihiualay sa iyo sa pagca't cung cami lumayô ay camatayan namin sampû nang bucod na hinihingî namin dito. Ipagcaloob mo sa amin ang graciang itó sa novenang itó cung iyong icaliligaya at icagagaling nang aming mga caluluwa. Amén.

### Panalangin sa ikawalong araw

¡O Cruz! ¡O cayamanan nang aming manga pusò! O malauac at caaliw-aliw na Jardin nang cabanalan, na quinaquiquitaan ng mga caluluwang banál ng ligaya't catouaan! Maliuanag na ilao ng nangaglalayág dito sa dagat nang maligalig na mundo. Bucod na timbulan ng taong sinasamang palad nang paglacad dito sa lupà at naghahangad lumaquip sa caniyang Dios. Sa haráp mo'i cami

nagpapatirapa, at dumadalangin, punan ang aming mga pusò nang graciang masaganà, na sa iyo'y nagmumulâ, at pagcalooban ang manga salarin ng auà at capatawarán sa canilang pagca sinsay, at ang bucod na tulong na hinihingî namin sa novenang ito, cung maguiguing caligayahan at icaguiguinhana nang aming manga caluluwa.

## Panalangin sa Ikasiam na araw

¡O Cruz na maligaya! ¡O Cruz na cagalang-galang! ¡O cahoy na mahalagá at cataca-tacang tandâ, na ipinanalo sa diablo, at itinubós sa mundo! Icao ¡O Cruz na mahalagá, ang inilupig ni Jesús sa camatayan nang una naming amá. Icao ang nacagahís sa infierno: at nabucsan sa amin ang pintô sa caloualhatian. Icao ang pinagmumulan nang aming cabanalan. Icao ang nacadaragdag at nacapagpalaguì sa amin. At icao rin naman ang ipinagcamít namin nang bagay, at biyayà sa amin. Cayâ ngâ aming mananacop dahilan dito sa caibig-ibig na Cruz, ay pacamtan sa

amin. ang gracia't pagpapalà na ipinagcaloob mo sa caniya. Itoto mo camí sa daan nang pagsunód sa lahát nang manga utos mo, liuanagan mo ang aming isip, papagningasin ang aming manga pusò, ilayô sa cauilihan sa laman bayan dito sa mundo at cung camí mabuhay sa casantosantosan at cabanalan, ay maguing dapat naming camtan sa huling arao nang paghohocom sa sangtinacpan, ang pagpapalà at caloualhatiang ualang hangan. Gayon ding ipagcaloob mo dito sa bayang itó, na namimintacasi sa iyó ang paquiquinabang sa manga pagsisicap sa icabubuhay, at iligtás sa lahat na capahamacan, ucol sa aming manga casalanan, at macamtan ang graciang bucod na hinihingî namin sa novenang ito, na icaliligaya at paquiquinabangin nang aming manga caluluwá. Amén.



# D A L Í T

## SA MAHAL NA SANTA CRUZ



*Dito sa mundong maraya*
*Jesús maguing ilaw naua*
*sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

Sa haráp nang Cruz mo'i linláng
ang mang̃ caanitohan
calát sa sangsinucuban
sa masamang cagauian
caloloua nami'i labhán.

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

Sa boông cacristianohan
ang Cruz mo'i saóng matibay
at sa tagumpáy ay ilaw
sa cauas ay caaliuan
at maauain ca namán
sa iyong lingcód na tanán.

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

Cruz mo, ay pinagmumulán
saganàng capatauarán
hinahon mong caauaan
handóg sa macasalanan

¿galín cayâng taong bunghaug
pagsintá'i dî mag-alay?

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanhaya.*

Cundî ang Cruz mo ay ualâ
saganàng touâ sa lupà
ang sinomang nagnanasà
masoc sa langit ay ualâ
icaw ang mapagbiyayà
ang gracia mo'i icaauà.

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

Sa infiernong talì lumouag,
sa Cruz mo'i camí ualigtás,
at ang cabariang mapalad
pintô sa ami'i nábucás,
¿galíng paguanasang uagás
galang ay dî ibosayac?

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

Sa Cruz mo'i ang caatasan
puri nang isáng isla'i laán
magsabi ang bayang Bauáng
sa tulong niyang quinamtán;
caya ang may sintang husay
magbain nang cagalingan.

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

Ang Cruz ay aming patnugot
dito sa buhay na lungcót
ang matigás naming loob
ngayo'i bigyán mong lambót
ang paquita mong lamuyot
sa ami'i ipagcaloob

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

Sa Cruz ay ang pusò namin
Dios na poon ay bain
ang pagsintá mo sa amin
pagpapala av tamuhín
ang cabanala'i lacarin
sa biyayà mong magalíng.

*Sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

*Parati mong pagca aua*
*sa bayang ito'i adhica*
*sa mapalad na bandila*
*nitong Cruz mong masanghaya.*

# FIN